PAHAYAGAN NG PARTIDO KOMUNISTA NG PILIPINAS
PINAPATNUBAYAN NG
MARXISMO-LENINISMO-KAISIPANG MAO ZEDONG

# ANG Bayan

Tomo XXVI Blg. 1

Enero-Marso 1996

## *Editoryal:*

# "*Access Arrangements*": Bagong Pakana ng mga Reaksyunaryo

Noong Setyembre 1991, sa harap ng malawakan at mariin na pagtutol sa presensya ng mga base militar ng US sa Pilipinas, naitulak ang Senado ng Pilipinas na wakasan ang Military Bases Agreement. Napatalsik ang mga baseng Amerikano sa Subic Bay at Clark Air Base sampu ng 14,000 tropa na nakatalaga rito. Subalit mahigit lamang isang taon noong Nobyembre 1992, sinimulan ng mga reaksyunaryo ang pagbabalik ng mga tropang Amerikano sa Pilipinas. Sa pulong ng US-Philippine Mutual Defense Board, nagkasundo sa prinsipyo sina Admiral Charles Larson, Kumander ng mga tropang Amerikano sa Pasipiko, at Gen. Lisandro Abadia, Punong Heneral ng Hukbong Sandatahan ng Pilipinas, na bigyan ng pahintulot ang mga pwersa ng US na gamitin ang mga pasilidad militar ng Pilipinas.

Mula nang mapatalsik ang mga baseng militar ng US ay hindi na natigil ang pagtatangka ng mga lokal na reaksyunaryo na makipagsabwatan sa kanilang mga panginoong imperyalista para maibalik ang presensya ng mga pwersang Amerikano sa ibang balatkayo. Noong Enero 1992, sinulatan ni Pres. Corazon Aquino si Pres. George Bush na nagpapahayag ng kanyang pagsang-ayon sa paggamit ng US sa hinaharap ng Subic Naval Base sa pamamagitan ng "*access arrangements*". Itinambol din ni Gen. Fidel Ramos ang kaparehong pusisyon habang nangangampanya para maging pangulo. Ginawa niya ito upang makuha ang basbas ng US sa kanyang kandidatura na kadalasan ay mapagpasya sa pagtatakda ng kinalalabasan ng reaksyunaryong eleksyong presidesyal sa bansa.



Mula nang maluklok sa poder, naging tuluy-tuloy ang pakikipagnegosasyon nina Pres. Fidel Ramos at Kalihim ng Depensa Renato de Villa sa mga autoridad ng US sa likod ng mamamayang Pilipino para sa isang "*access agreement*". Sa epekto ay nilalabag nila ang saligang batas ng kanilang sariling gubyerno na malinaw na nagbabawal sa pagtatayo ng mga dayuhang base militar o pasilidad at pagtatalaga ng mga dayuhang tropa sa teritoryo ng Pilipinas. Pero para sa mga reaksyunaryo, ang konstitusyon ay "sagrado" o madaling baguhin o paikutan depende sa kung ano ang kagyat na hinihingi ng kanilang sariling makauring interes.

Sa isang dokumentong inihanda ng US na pinamagatang "*Acquisition and Cross Servicing Agreement*" (ACSA) nais ibalik ang pwersang militar, armas at pasilidad ng US sa Pilipinas sa pamamagitan ng isang "executive agreement" sa pagitan ng Pangulo ng Republika ng Pilipinas at Pangulo ng Estados Unidos. Ang ACSA ay sadyang dinisenyo bilang isang "*executive agreement*" upang iwasan ang pagsumite nito para sa pagsang-ayon ng Senado ng Pilipinas. Kapag nagkagayon, ibubukas nito ang usapin sa debateng publiko na maaaring magsilbing mitsa sa pagsiklab ng mga mobilisasyong masa ng mga militanteng organisasyong demokratiko at antiimperyalista.

Ginagamit bilang ligal na batayan ng lokal na mga reaksyunaryo at ng imperyalismong US sa pagbubuo ng gayong kasunduan ang RP-US Mutual Defense Treaty (MDT) ng 1951. Ang tratadong ito ang lumikha sa Mutual Defense Board na nagpupulong sa pana-panahon upang talakayin ang mga usaping panseguridad na sangkot ang Pilipinas at US. Walang anumang binabanggit sa tratado o nasasaad tungkol sa pagtatalaga ng mga tropang Amerikano sa teritoryo ng Pilipinas. Subalit, ang tratadong ito ang laging ginagamit na argumento ng mga reaksyunaryo tuwing kinukwestyon ng mga progresibong grupo at indibidwal ang paglulunsad ng magkasanib na pag-eensayong militar na tinatawag na *Balikatan Tangent Flash* na regular na idinaraos ng mga tropang Pilipino at Amerikano. At ngayon, ginagamit ng mga reaksyunaryo ang tratadong ito bilang ligal na instrumento upang ikutan ang pagbabawal ng saligang batas sa presensya ng mga tropang dayuhan sa teritoryo ng Pilipinas.

Sa ilalim ng ACSA, ang US ay magkakaroon ng karapatang gumamit sa mga daungan, paliparan at mga intalasyong militar sa Pilipinas. Magagamit nila ang mas maraming pasilidad sa bansa sa mas maliit na gastos. Interesado ang US hindi lamang sa mga pasilidad sa Subic, kundi sa 21 iba pang daungan at paliparan sa Pilipinas.

Ang isang bago at mas masahol na sangkap ng "*access arrangements*" na binubuo ng mga lokal na reaksyunaryo at ng imperyalismong US ay ang probisyon tungkol sa "*pre-positioning*". Sa pamamagitan ng "*pre-positioning*" papayagan ang US na mag-imbak ng suplay, armas at kagamitang militar sa mga baseng militar ng Pilipinas na maaaring gamitin ng mga pwersang US "sa mga kasong emerhensya." Ang gayong mga "emerhensya" ay siguradong kinabibilangan ng: pagtityak ng kaligtasan ng interes sa negosyo ng US na masasapanganib sa pagsiklab ng mga armadong labanan sa rehiyon; pagpigil sa pagsulong at pagwawagi ng mga rebolusyunaryong kilusan; at iba pa. Sa maikling salita, pinauunlad nito ang kakayahan ng imperyalismong US na maglunsad ng mga mapanghimasok na adbenturang militar laban sa ibang bansa.

Kapag nagtagumpay ang mga lokal na reaksyunaryo at ang imperyalismong US sa paglagda at pagpapatupad ng gayong "*access arrangements*" at "*pre-positioning*", maibabalik nila ang presensyang militar ng US at mapapahintulutan silang magkaroon ng malayang operasyong militar na hindi naiiba noong mayroon silang mga baseng militar sa ating bayan. Mapapawalang-saysay ang tagumpay ng antiimperyalistang kilusan at ng mamamayan sa pagpapatalsik sa mga baseng militar ng US noong 1991.

Magagamit muli ng imperyalismong US ang Pilipinas bilang lunsaran ng kanyang mga agresyong militar at pambabraso sa ibang bansa. Uudyukan din nito ang mga lokal na reaksyunaryo at ang imperyalismong US na magkutsabahan at mahigpit na ikoordina ang kanilang kampanya laban sa rebolusyunaryong kilusan ng sambayanan para sa pambansang kalayaan at demokrasya.

Pinagsisikapang isekreto ng imperyalismong US at ng kanyang mga lokal na utusang aso ang kanilang negosasyon sa takot na makalikha ito ng negatibong opinyong publiko at muling magliyab ang isa na namang malawak at militanteng antiimperyalistang kilusang masa na katulad ng nakaharap nila noong 1991.

Ang rebolusyunaryong kilusan, ang lahat ng pwersang makabayan, at ang sambayanang Pilipino ay dapat magkaisa at sama-samang kumilos upang ilantad at labanan ang bagong kataksilang nais ipataw ng mga lokal na reaksyunaryong sunud-sunuran sa kanilang imperyalistang amo. ***-AB***

## *Sa isyung ito...*



## PANAWAGAN

Ang Patnugutan ng ***Ang Bayan*** ay nag-aanyaya sa mga mambabasa na mag-ambag sa pagpapahusay ng ating pahayagan sa pamamagitan ng pag-bibigay ng komentaryo at mga mungkahi, mga balita o mga rebolusyunaryong karanasan na maaaring ilathala sa ating pahayagan.

# PKP, Nagpugay sa BHB

*Ang Komite Sentral ng Partido Komunista ng Pilipinas ay naglabas ng mensahe nito kaugnay ng ika-27 Anibersaryo ng Pagtatatag ng Bagong Hukbong Bayan. Si Kasamang Armando Liwanag, Tagapangulo ng KS, ay nagpalabas ng isang 18-pahina 3-seksyon na pahayag, "Magpugay sa Bagong Hukbong Bayan sa ika-27 Anibersaryo ng Pagkakatatag Nito" na may petsang Marso 29, 1996. Sumusunod ang ilang sipi:*

Sa ngalan ng Komite Sentral at ng buong kasapian ng Partido Komunista ng Pilipinas, ako ay nagpupugay sa mga kadre at kasapi ng Partido, sa mga Pulang kumander at mandirigma ng Bagong Hukbong Bayan sa okasyon ng ika-27 anibersaryo ng pagkakatatag nito noong Marso 29.

Binabati namin kayo sa inyong kabayanihan at pagpupunyagi sa matagalang digmang bayan upang ipatupad ang bagong-demokratikong rebolusyon at sa naipong mga tagumpay sa loob ng mahabang panahon. Binabati namin kayo sa inyong pagwawasto sa mga kamalian at sa inyong pagpapanibagong-lakas sa proseso ng ikalawang dakilang kilusang pagwawasto at sa inyong mga tagumpay sa rebolusyunaryong pakikibaka laban sa rehimeng US-Ramos.

Tinatangkilik at inaaruga kayo ng mamamayan dahil ipinaglalaban ninyo ang kanilang pambansang karapatan at interes laban sa dayuhang monopolyo kapitalismo, lokal na pyudalismo at burukrata-kapitalismo at dahil kayo ang mapagpasyang instrumento para sa pagbabagsak ng reaksyunaryong estado, pagtatayo ng demokratikong estado ng bayan at pagkakamit ng sosyalistang hinaharap.

Ayon nga sa turo sa atin ng dakilang Mao, "Kung wala ang hukbong bayan, walang anuman ang mamamayan." Dahil sa hukbong bayan, mapapalaya ng mamamayan ang sarili laban sa pang-aapi at pagsasamantala, mabubuo ang sariling demokratikong kapangyarihan at malilikha ang isang bagong Pilipinas na nagsasarili, malaya, makatarungan at maunlad.

## I. Mga Tagumpay ng Bagong Hukbong Bayan

Naipatutupad ng Partido Komunista ng Pilipinas ang absolutong pamumuno sa Bagong Hukbong Bayan sa pamamagitan ng wastong pang-ideolohiya at pampulitikang linya, pagbubuo sa hukbo bilang rebolusyunaryong pwersa para sa gawaing masa at para sa paglaban, pagbubuo ng Partido sa ubod ng hukbong ito at pagrerekrut ng mga mandirigma mula sa pinakamahusay na mga anak ng bayan.

Ang rebolusyunaryong partido ng proletaryado ay higit kailanman matatag na nagtataguyod ng pang-ideolohiyang linya ng Marxismo-Leninismo-Maoismo at ng pangkalahatang linya ng bagong-demokratikong rebolusyon sa pamamagitan ng matagalang digmang bayan. Tuwirang nakakapagpanibagong-lakas at napasisigla ng BHB ang sarili dahil may wastong partidong namumuno dito at nasa ubod nito. Gayundin, ang BHB bilang pangunahing organisasyon ng mamamayan na may malaking bilang ng kasapian ng Partido ay nagbibigay sa Partido ng isang malakas na rebolusyunaryong base.

Ang Komite Sentral at mga panrehiyong komite ng Partido ay wastong nakapaglagom ng rebolusyunaryong karanasan ng BHB, nakapaghalaw ng mga aral mula rito at nakapagtakda ng mga rebolusyunaryong tungkulin. Napuna at naiwaksi nila ang mga mayor na suhetibista at oportunistang kamalian na nakapaminsala sa mga rebolusyunaryong pwersa at baseng masa sa loob ng mahigit 15 taon.

Naiwaksi ng ikalawang dakilang kilusang pagwawasto ang mapanirang mga tunguhin ng modernong rebisyunismo, empirisismo at dogmatismo sa larangan ng ideolohiya at "Kaliwa" at Kanang oportunismo sa larangan ng pulitika. Ito'y kahalintulad ng unang dakilang kilusang pagwawasto laban sa mga rebisyunistang taksil na Lava at pangkating gangster na Taruc-Sumulong. Ang pagwawasto ng mga mayor na kamalian ay kinailangan upang muling maitatag ang Partido noong 1968 at ang BHB noong 1969.

Habang nagpapanggap na rebolusyunaryo ngunit sinisikap namang lusawin ang armadong rebolusyunaryong kilusan sa ideolohiya, pulitika at organisasyon, ang mga rebisyunista, di-nagwawastong mga oportunista at lahat ng mga taksil ay lantaran nang sumanib sa panig ng kaaway. Ang kanilang kasalukuyang kontrarebolusyunaryong tindig at kilos ay wari nagsisilbing tulong biswal sa mga dokumento ng pagwawasto ng Partido.

Nakapagkamit ng malalaki at maniningning na tagumpay laban sa mga mayor na kamalian ang mga proletaryong rebolusyunaryo at ang mga Pulang kumander at mandirigma. Gayunman, nagpapatuloy ang pamumuna at pagpuna-sa-sarili hindi lamang laban sa mga nalalabing impluwensya ng mga mayor na kamalian sa nakaraan kundi maging sa mga partikular na kamalian at pagkukulang sa nakaraan at kasalukuyang gawain ng mga partikular na organo, yunit at indibidwal na tapat sa rebolusyunaryong simulain at nagnanais na paunlarin ang paraan at estilo ng paggawa at pakikibaka.

Isinusulong natin ang pambansa-demokratikong rebolusyon sa pamamagitan ng matagalang digmang bayan. Ito ay alinsunod sa malakolonyal at malapyudal na katangian ng lipunang Pilipino na patuloy na palala ang kronikong krisis. Kasama ang buong sambayanan, inilulunsad ninyo ang pangunahing anyo ng pakikibaka, ang armadong pakikibaka na nakabatay sa gawaing masa sa kanayunan.

Ang Bagong Hukbong Bayan ay nabigyan na ng panibagong oryentasyon, pagsasanay at pagtatalaga para sa masaklaw at maigting na pakikidigmang gerilya na nakabatay sa papalawak at papalalim na baseng masa. Wala nang mga kumpanya at batalyon na pinananatili sa kapinsalaan ng gawaing masa at nagsisilbing malaking pabigat sa lohistika. Tumatayong sentro de grabidad ang pinalaking platun sa malalaking larangang gerilya at lugar na mabundok.

Ang kasalukuyang latag ng pwersa ay nagpapahintulot sa BHB na gumamit ng maliliit na tim, iskwad at platun at maging kumpanya para sa mga taktikal na opensiba. Ang antas, dalas, at tindi ng mga taktikal na opensiba ay nakabatay sa antas na nakamit ng gawaing masa. Sa paglulunsad ng mga taktikal na opensiba, isinasaalang-alang ang kakayahan ng baseng masa sa pagbibigay ng suportang lohistikal at paniktik at sa pagbibigo ng reaksyon ng kaaway. Pleksibleng magagamit ng hukbong bayan ang taktika ng dispersal, konsentrasyon at paglilipat sa isang pakikidigmang gerilya na pluwid kung mayroong baseng masa na nakakapagbigay ng lahat na kailangang suporta at ispasyo para sa maniobra.

***"Kung wala ang hukbong bayan, walang anuman ang mamamayan."***

Itinataguyod at sinusuportahan ng BHB ang mga kampanyang pinangungunahan ng mga organo ng kapangyarihang pampulitika at mga organisasyong masa upang maglunsad ng rebolusyunaryong edukasyon, magpatupad ng reporma sa lupa, magpataas ng produksyon, magpahusay ng kalagayang pangkalusugan, magsanay ng milisya at mga yunit depensa, maglunsad ng pangkulturang pagtatanghal at iba pa. Kinukumpiska rin nito ang mga trosong iniluluwas sa malalawak na lugar sa Hilagang Luson at Mindanaw at binibigo ang panghihimasok ng mga kontrarebolusyunaryong grupo, kasama ang mga "NGO" na pinopondohan ng reaksyunaryong gubyerno at mga ahensyang imperyalista upang sirain at siraan ang rebolusyunaryong kilusan.

Ang BHB ang pangunahing instrumento ng Partido upang makamit ang pag-asa-sa-sarili ng rebolusyunaryong kilusang masa. Nililikom nito ang mga kontribusyon ng masa. Ipinatutupad nito ang patakaran sa pagbubuwis. Nagsasagawa ito ng makabuluhang gawaing produksyon para sa sariling pangangailangan. Nagsasamsam ito ng armas at iba pang lohistika mula sa kaaway.

Patuloy na pinatutunayan ng kasalukuyang mga tagumpay na ang mga wastong paraan ng pagpapalawak at pagpapatatag na binuo at ipinatupad sa unang sampung taon ng armadong rebolusyunaryong kilusan ay nananatiling angkop at mabisa. Kalakhang bahagi ng gawaing masa mula 1992 ay iniukol sa pagbawi ng baseng masa na nawaldas dahil sa mga "Kaliwang" oportunistang kamalian ng adelantadong pagbubuo ng malalaking yunit ng BHB at pagwawaksi sa matyagang gawaing masa at solidong pag-oorganisa sa masa. Sa proseso ng kilusang pagwawasto, tuluy-tuloy at makabuluhang lumawak ang baseng masa sa pambansang saklaw.

Isinusulong ang mga kampanyang masa upang ipatupad ang minimum na programa sa reporma sa lupa at pagpapataas ng produksyon, sanayin ang mamamayan para sa depensa, itaas ang pangkulturang antas ng mamamayan, pahusayin ang pampublikong kalusugan at kalinisan, biguin ang pangangamkam ng lupa at pananalanta ng kapaligiran ng mga kumpanya sa pagtotroso at pagmimina, at iba pa. Sa proseso ng pagkokonsolida ng baseng masa, naitatayo ang mga lokal na sangay ng Partido mula sa hanay ng mga rebolusyunaryong aktibistang masa.

Sa pambansang saklaw at sa kanayunan, patuloy tayong nagtatagumpay sa pagpapatupad ng patakaran at taktika ng pambansang nagkakaisang prente at antipyudal na nagkakaisang prente. Ang ating patakaran sa nagkakaisang prente ay para sa pagtataguyod kapwa ng armado at ligal na mga anyo ng pakikibaka pero pangunahin para sa armadong pakikibaka. Ang kabuuang patakaran natin sa nagkakaisang prente ay hindi malilimita sa ligal na pakikibaka kahit na may mga organisasyon sa nagkakaisang prente na nagkokonsentra sa ligal na pakikibaka.

Kailangang makuha sa panig ng rebolusyon ang petiburgesyang lunsod bilang isang batayang rebolusyunaryong pwersa. Subalit kailangan ding ilantad at labanan ang mga antikomunistang mumunting grupong petiburges na nagpapakadalubhasa sa paninira at pag-atake sa mga rebolusyunaryong pwersa. Ang mga grupong ito ay dinidirihe at pinopondohan ng mga imperyalista at uring mapagsamantala upang salakayin ang mga rebolusyunaryong pwersa mula sa loob at sa tagiliran.

Ang mga ahensyang psywar at paniktik ng mga imperyalista at lokal na reaksyunaryo ang nagpapasayaw sa mga taksil at sa kanilang mga

dayuhang kasabwat para sa kanilang kampanya ng paninira laban sa rebolusyunaryong kilusan sa pambansa at pandaigdigang saklaw. Malinaw na ang buong larawan ng kanilang kampanya. Ito ay isang mayor na bahagi ng iskemang "low-intensity conflict" na itinutulak ng imperyalismong US at ipinatutupad pangunahin ng rehimeng Ramos.

Marami sa mga rebolusyunaryong aktibistang masa sa kalunsuran at kanayunan ay umuunlad bilang mga proletaryong rebolusyunaryo. Paparaming bilang nila ang sumasampa sa Bagong Hukbong Bayan at nag-aalay ng serbisyo sa kanayunan. Ang serbisyo sa gawaing masa sa loob ng isang panahon ay isang rekisito para marekrut sa BHB.

Unti-unti nang nagbubuo ang BHB ng mga tim ng armadong partisanong lunsod mula sa mga mandirigmang nakapaglingkod na nang ilang taon sa mga yunit ng BHB, may mahusay na kaalaman sa lunsod at hindi kilala ng kaaway at ng mga taksil. Ang mga naturang tim ng armadong partisanong lunsod ay napaiilalim sa angkop na kumand ng BHB na nakabase sa kanayunan at nasasaklaw ng mga kaukulang organo ng Partido.

Taliwas sa sinasabi ng rehimeng US-Ramos, ang bilang ng tauhan at armas ng BHB ay patuloy na lumalaki. Sa pagpapalala ng kronikong krisis ng naghaharing sistema, ang rehimen mismo ang nagsisilbing di sinasadyang pinakamahusay na tagarekrut ng BHB. Sa pagdedeploy nito ng militar, pulis at pwersang paramilitar laban sa rebolusyunaryong pwersa at mamamayan, ito rin ang nagsisilbing pinakamahusay na suplayer ng armas at lohistika sa BHB. Ang pagkabigo ng mga kampanya sa panunupil ng rehimen ay pinatutunayan ng walang tigil na lumalaking badyet militar ng gubyerno. Ang pag-imbento ng mga "ghost surrenderees" ay isang mayor na raket ng mga upisyal na sibilyan at militar na personal na nangungulimbat ng pera mula sa mga pondong nakalaan para sa "amnestiya at rehabilitasyon".

Determinado ang BHB na paunlarin ang matagalang digmang bayan sa estratehikong mga yugto at ilunsad ang masaklaw at maigting na pakikidigmang gerilya batay sa papalawak at papalalim na baseng masa sa kasalukuyang yugto ng estratehikong depensiba. Malinaw na ipinapakita ng kilusang pagwawasto ang angkop at mabisa sa usapin ng ideolohiya, pulitika at organisasyon at gayundin sa estratehiya at taktikang militar.

## II. Mga Paborableng Kundisyon para sa Matagalang Digmang Bayan

Ang mga patakaran at hakbangin ng rehimeng US-Ramos na tuwirang dikta ng mga dayuhang monopolyong kompanya at bangko at sa pamamagitan ng IMF, World Bank at WTO ay lalong nagpalalim at nagpalala sa atrasado at agraryong katangian ng ekonomya. Ang tinaguriang Medium-Term Development Program ng rehimeng US-Ramos ay programa para sa anti-industriyalisasyon at hindi para makalikha ng bagong nag-iindustriyalisang bayan.

Wala ni isang proyekto para sa mabigat o batayang industriya upang masimulan ang pagbasag sa pre-industriyal at agraryong katangian ng ekonomya. Malakihan ang importasyon ng mga yaring sangkap para sa mga plantang muling-pag-impake, at ng makinarya at pang-istrukturang bakal para sa mga proyektong imprastruktura at *real estate* upang mapalobo ang kabuuang pagkwenta ng halaga ng industriya. Ang angkat na mga kotseng panluho at mga kompyuter ay itinuturing na sangkap pamproduksyon. Naglipana ang mga "sonang industriyal" kahit walang anumang plantang industriyal na itinatayo.

Wala nang pagpapanggap ang rehimen na ito'y nagpapatupad ng reporma sa lupa at sa katunayan ay tinalikuran na nito ang mga bogus na programa sa reporma sa lupa ng mga nauna sa kanya. Napipilitang isauli ang mga "land transfer certificates" at "emancipation patents" na naunang ipinamahagi sa mga magsasaka. Sari-saring taktika ang ginagamit ng rehimen upang agawan ng lupa ang mga magsasaka at etnikong minorya. Pinakamasahol ang paggamit ng iba't ibang uri ng armadong pwersa at pananakot laban sa kanila. Malalawak na lupaing agrikultural ang sinasaklaw ng mga dayuhan at lokal na korporadong espikulador ng lupa at may-ari ng mga plantasyon.

Ang pinopondohan ng WB na National Integrated Protected Areas (NIPAS), ang Integrated Forest Management Agreement at ang Mining Law of 1995 ay mga bagong ligal na pakana upang palayasin ang mga magsasaka at etnikong minorya mula sa lupa at ihain ang lupaing publiko sa mga dayuhan at lokal na korporadong mangangamkam. Sa ilalim ng naturang batas, mahigit anim na milyong ektarya o 22 porsyento ng kabuuang lupain ng Pilipinas ay ihinahain sa mga dayuhang korporasyon sa pagmimina para sa eksploytasyon ng mina, troso, tubig at iba pang rekurso.

Ang paglubha ng krisis pang-ekonomya ng Pilipinas ay malinaw na ipinapakita ng bumibigat na pasaning dayuhang utang, papabilis na lokal na pangungutang ng gubyerno, paggamit sa dayuhang espikulatibong kapital, pribatisasyon ng mga pag-aari ng estado at iba't ibang uri ng pagpapabigat sa pasaning buwis at pagpapataas ng implasyon katulad ng *expanded value-added tax* at paulit-ulit na pagpapataas ng presyo ng langis. Ito'y mga desperado at mapagpatiwakal na hakbang na ginagamit ng reaksyunaryong estado upang makatawid sa lumalalang depisit sa badyet at sa kalakalan.

Napakalawak ng dis-empleyo. Nagsisikip ang mga komunidad ng iskwater sa dami ng mga "*odd jobber*". Yaon namang may trabaho ay biktima ng pagpapaliit ng sahod at pagkakait ng seguridad sa trabaho at karapatan sa pag-uunyon. Malalawak na erya sa bayan ang itinatakdang "sonang industriyal" na sonang libre sa unyon at welga upang maka-akit ng dayuhang pamumuhunan. Ginagamit ang militar, pulisya at pwersang paramilitar ng estado gayundin

ang mga pribadong grupong maton upang salakayin ang mga manggagawa at wasakin ang mga unyon.

Ang implasyon, mabigat na buwis at papamahal na gastusin para sa serbisyong publiko ay umuk-uk-ok sa tunay na kita ng malawak na masa ng mamamayan. Nasasaksihan ng petiburgesyang lunsod ang pagliit ng dati nang limitadong kita at nahaharap sa papaliit na oportunidad sa hanapbuhay. Papalaking bilang ng mga nakatapos sa kolehiyo ay napipilitang maghanap-buhay sa ibang bayan bilang mga manggagawang mababa ang uri at pasahod na pinagkakaitan ng mga karapatang tinatamasa ng mga manggagawa sa dinadayong bayan.

Ang panggitnang burgesya na nagpoprodyus para sa lokal na pamilihan ay tuwirang nagigipit o naiitsapwera ng mga dayuhang monopolyo at malaking burgesya kumprador na napapaboran ng patakaran sa "*import-liberalization*" at mga insentiba sa produksyon ng produktong pangkonsumong reeksport na mababa ang dagdag-na-halaga.

Malaganap at masidhi ang ligalig panlipunan. Nag-uumalpas ang ligal na demokratikong kilusang masa ng mga manggagawa, magsasaka at peti-burgesyang lunsod. Tumitindi at lumalawak ang mga aksyong protesta ng masa. Papalaking bilang ng manggagawa at nakapag-aral na kabataan ay sabik na lumahok sa armadong pakikibaka sa kanayunan. Ang mga magsasaka at manggagawang bukid ay masiglang lumalahok at sumusuporta sa rebolusyunaryong armadong pakikibaka.

Ang pampulitikang krisis ng naghaharing sistema na lubusang nalantad sa ilalim ng rehimeng US-Marcos ay hindi mapahupa. Ang lantad na teroristang paghahari ay nagpapatuloy sa kabila ng manipis na palamuting burges-demokratiko ng mga institusyon at prosesong monopolisado ng malaking burgesya kumprador at panginoong maylupa. Ginagamit ng rehimeng US-Ramos ang karamihan sa mapanupil na batas, ang pinalaking makinarya at mga kampanya sa pagsupil na pinalawig mula sa 1972-86 na pasistang diktadurang Marcos upang takutin ang mga karibal na paksyon sa pulitika at ang buong bayan.

Hindi pa kuntento sa mga upisyal na instrumentong terorista na mana sa panahon ng rehimeng US-Marcos, tinatangka ng kasalukuyang rehimen na amyendahan ang 1987 konstitusyon ng reaksyunaryong estado at magtulak ng mga panukalang batas sa tabing ng paglaban sa terorismo at krimen upang makapag-ipon ng kapangyarihan, lampasan ang anim na taong limitasyon sa panunungkulan ng pangulo, ibasura ang mga pormal na garantiya ng karapatang sibil at pulitikal, ilagay sa alanganin ang mga karibal na paksyon at supilin ang buong bayan. Samantala, ang pinakatampalasan na mga sindikatong kriminal ay pinatatakbo ng mga upisyal ng militar at pulisya.

Ang mga paksyong pulitikal na tuwirang tagapagmana ng pasistang diktadurang Marcos ay malinaw na dominante. Ang ala-ala at nalalabing pwersa ng mga Marcos ay ibinabalik sa mabuting katayuan sa pambansang saklaw. Ang pampulitikang lakas ng pamilya ay bumabangon. Sampung taon matapos ang kanyang pagbagsak, wala ni isang kasong kriminal na nagpagpasyahan sa mga reaksyunaryong korte sa PIlipinas laban sa pinakamalaking mga kakutsaba sa krimen. Ang mahigit 10,000 biktima ng paglabag sa karapatang tao na nanalo sa kaso laban sa "Marcos estate" sa isang korte sa US ay patuloy na pinagkakaitan ng hustisya ng reaksyunaryong estado ng Pilipinas. Ang patuloy nilang pagdurusa ay nananawagan para sa rebolusyunaryong hustisya.

May tinataguriang pangkalahatang kasunduang pangkapayapaan sa hanay ng mga paksyon ni Ramos, Enrile at pamilyang Marcos sa loob ng reaksyunaryong sandatahang lakas. Matagal na itong itinutulak ng Pentagon at inareglo sa likod ng publiko. Ito'y pormal na itinanghal upang matakpan ang dramatikong depeksyon ni Brig. Gen. Raymundo Jarque sa National Democratic Front. Ang tinaguriang pangkalahatang kasunduang pang-kapayapaan ay nakatutok laban sa ibang paksyon at laban sa mamamayan. Subalit nananatili ang magkakatunggaling materyal na interes kahit na sa hanay ng kasalukuyang naghaharing mga paksyon.

Ang mga tauhang militar at pulis sa lahat ng antas ay nasasangkot sa kriminal na mga aktibidad sa malawakang saklaw. Ang mga tauhan ng CAFGU at CVO ay naging mga pribado at armadong gang ng mga lokal na tirano o kaya'y nasadlak na sa panunulisan liban sa mga kaso na nahimok o dili kaya'y nalusaw na ng NPA ang mga yunit ng CAFGU at CVO.

Sa kabila ng paglalansag ng mga baseng militar ng US, patuloy na nagagagamit ng pwersang militar ng US ang teritoryo ng Pilipinas at mga pasilidad militar. Ang nangyari lamang ay nawala ang gastos sa pagmamantini ng mga baseng militar ng US sa Pilipinas at ang mga pwersang militar ng US ay kumambyo sa paggamit ng mga pasilidad militar ng Pilipinas na minamantini ng reaksyunaryong gubyerno.

Sa pagnanais na mapalaki ang ayudang militar ng US at mahimok ang pagbabalik ng mga baseng militar ng US, ang rehimeng US-Ramos ay nagsagawa ng mga probokasyon laban sa Tsina sa mga isla ng Spratly. Tulad ng inaasahan sa isang tunay at mapagkakatiwalaang mersenaryo ng imperyalismong US, ang rehimen ay masiglang lumalahok sa mga "war games" na udyok ng US at pinapayagan ang paggamit sa Subic ng mga barkong pandigma ng US upang ipahayag ang pagsuporta sa rehimeng Taiwanes laban sa Tsina.

Ang negosasyon sa pagitan ng gubyernong Maynila at MNLF ay napang-iiwanan ng paglakas ng ibang armadong organisasyong Moro na humahamon sa karapatan ng MNLF na katawanin ang buong mamamayang Moro.

Mula Pebrero ng kasalukuyang taon, ang reaksyunaryong sandatahang lakas ay idineploy ang dalawang-katlo ng Philippine Army sa mga erya ng Moro at nag-udyok ng armadong sagupaan sa MILF.

# Kabataang Makabayan at Rebolusyunaryo




***"Papaano natin masasabi kung ang isang kabataan ay rebolusyunaryo? Iisa lamang ang pamantayan, at ito ay kung handa siyang lumubog sa hanay ng malawak na masa ng manggagawa at magsasaka at patunayan ito sa praktika."***
***- Mao Zedong***

Ang makapangyarihang daluyong noong 1970-72 na inihudyat ng serye ng malalaki at miltanteng demonstrasyon, na naging popular sa taguring Sigwa ng Unang Kwarto ng 1970, ay nagdulot ng makabuluhang pampulitikang pagbabago sa buong bansa sa panahong iyon.

Naganap ang malawakang pagpupukaw at pag-oorganisa di lamang sa hanay ng masang istudyante, kundi gayundin sa malawak na masa, sa rebolusyunaryong linya. Inspirado ng muling pagkakatatag ng PKP sa teoretikal na batayan ng MLKMZ noong 1968, ang mga kabataan-istudyante ay nag-aral ng Marxismo-Leninismo at ng pangkalahatang linya ng demokratikong rebolusyon ng bayan. Armado ng wastong teorya, bumuhos ang kabataan-istudyante sa mga pagawaan at komunidad ng maralita at kinalaunan sa kanayunan, para magsagawa ng panlipunang pagsisiyasat at matuto at magsilbi sa masa. Sa teorya at praktika, matibay na nanindigan ang mga kabataan-istudyante (KI) para sa batayang masa.

Binasag ng rebolusyonaryong daluyong na ito ang institusyonalisadong papel ng petiburges, partikular ng KI, bilang tagasuhay at tapagtaguyod ng naghaharing sistema. Sa pagtangan nito sa teorya ng rebolusyong proletaryo, kinilala at tinangkilik ng rebolusyunaryong kilusang kabataan-istudyante (RKKI) ang uring manggagawa sa pamamagitan ng partido nito, ang PKP, bilang namumunong uri, at ang uring magsasaka bilang pangunahing pwersa ng pambansa demokratikong rebolusyon. Kinilala rin ng RKKI na wala itong sariling lakas para baguhin ang lipunan at magiging makabuluhan lang ito bilang isang rebolusyonaryong pwersa kung ito ay mahigpit na nakaugnay sa kilusan ng mga anakpawis.

Kaya nang ipataw ang batas militar noong Setyembre 1972, bumuhos ang libu-libong kabataan-istudyante sa kanayunan at sa mga komunidad sa kalunsuran upang kumilos at makipamuhay sa hanay ng batayang masa. Ang pansamantalang paghupa ng ligal na demokratikong kilusan sa kalunsuran ay nangahulugan naman ng ibayo at dramatikong pagsulong ng armadong pakikibaka at rebolusyonaryong kilusang masa sa kanayunan. Libu-libong aktibista ang nagsilbing punla sa pambansang latag ng armadong kilusan.

### Mga Paglihis at Pagkakamali: Pagtalikod sa Tamang Linya at sa Batayang Masa

Subalit bago pa man natapos ang dekada '70, nagsimula nang lumitaw ang mga binhi ng dis-oryentasyon sa rebolusyunaryong kilusan ng

***sundan sa p. 8***

---

***PKP, Nagpugay...mula p. 6***

Kailangang muling maglunsad ng armadong pakikibaka ang MNLF kung ayaw nitong patuloy na maagawan ng inisyatiba ng MILF. Ang lumalakas na armadong paglaban ng mamamayang Moro ay lumilikha ng mga paborableng kundisyon para sa pagpapalawak at pagpapaigting ng armadong rebolusyon sa pambansang saklaw katulad noong unang hati ng dekada '70 ngunit ngayon sa mas bago at mas mataas na antas.

Ang negosasyong pangkapayapaan sa pagitan ng GRP at NDFP ay nakatigil. Nilabag ng rehimeng US-Ramos ang GRP-NDFP Joint Agreement on Safety and Immunity Guarantees (JASIG) sa pagtanggi nitong palayain ang NDFP political consultant na si Sotero Llamas at ito ang may pananagutan sa unilateral na suspensyon ng pormal na pagpupulong ng negosasyong GRP-NDFP sa araw matapos ang pagbubukas ng pormal na negosasyon na inisponsor ng gubyernong Belhiko sa Brussels noong Hunyo 26, 1995.

Nabigo ang mga imperyalista at lokal na reaksyunaryo na wasakin ang armadong rebolusyunaryong kilusan sa pamamagitan ng harapang kampanya ng panunupil at panlalansi sa ilalim ng patakarang total war. Nabigo rin silang hatiin at pahinain ang kilusang ito sa pamamagitan ng psywar, pagdidirihe sa mga rebisyunistang taksil at repormista (kabilang ang mga nagpabaling-baling sa "Kaliwa" at Kanang oportunismo) at mga mumunting antikomunistang grupong petiburges. ***-AB***

kabataan-istudyante (RKKI) na nagpatuloy at nahinog sa dekada ’80.

Una pa lang , tumamlay ang pambansa demokratikong edukasyon sa hanay ng KI. Sa loob mismo ng Partido, naisantabi ang 3-antas na edukasyon sa huling bahagi ng dekada ’70. Nagbigay ito ng daan sa pagpasok sa rebolusyonaryong kilusan ng mga kaisipan at linyang petiburges tulad ng “dependency theory,” na tumungo sa pagkwestyon ng ating batayang pagsusuri sa malakolonyal at malapyudal na katangian ng lipunang Pilipino at sa kaakibat na estratehiya ng matagalang digmang bayan. Gayundin, lumitaw ang maling pagtingin sa katangian ng Unyong Sobyet na tumungo sa pagluluwag sa paghawak sa anti-rebisyunistang linya.

Pangalawa, hindi wastong nalagom at naresolba ang mga usapin sa insureksyunistang karanasan ng sektor, partikular sa MR, sa panahon ng eleksyon sa IBP noong 1978. Ang karanasang ito at ang sumunod na debate hinggil dito ay nagdiskaril sa pagharap ng rebolusyunaryong pwersa sa pagpapalawak at pagpapalalim ng ugat sa hanay ng KI.

Simula 1979, sa pamamagitan ng masiglang kampanya para sa karapatan at kagalingan ng masang istudyante, muling napalawak ang pambansang latag ng sektoral na kilusan. Lumawak ang naabot at napakilos sa hanay ng kabataan-istudyante. Subalit hindi nasamantala ang ganitong kalagayan upang makonsolida at matransporma sa solido at pangmatagalang tagumpay para sa rebolusyunaryong kilusan. Dahil sa kapabayaan sa lahatang-panig na pagkokonsolida sa ideolohiya, pulitika at organisasyon sa hanay ng mga bagong elementong naahita at napakilos, walang malawak at solidong kilusang lihim na nabuo. Ang lahatang-panig na pagkokonsolida ang titiyak sa pagsusustini ng hayag na pakikibaka ng sektoral na kilusan at sa pagbubuo ng balon para sa pag-ambag nito sa iba pang larangan ng rebolusyunaryong gawain sa hanay ng batayang masa at sa armadong pakikibaka sa kanayunan.

Napabayaan ang mga tungkulin sa pambansa-demokratikong edukasyon, paglahok ng kabataan sa mga pakikibaka ng batayang masa, solidong pag-oorganisa at malawakang pampulitikang pagpupukaw sa masa sa loob ng pangkalahatang balangkas ng matagalang digmang bayan.

Ang mga panimulang tagumpay sa paglawak ng saklaw at impluwensya na hindi pa naman nakokonsolida ay nagbigay daan sa konsepto ng pagtataas ng antas ng pakikibaka sa balangkas ng teorya ng yugto-yugtong pag-unlad (stages theory of development). Ayon sa teoryang ito, mula sa antas ng “karapatan at kagalingan”, maaari na diumanong paunlarin ang sektoral na kilusan sa “pampulitikang antas”. Nang ideklarang nasa "pampulitikang antas" na ang sektoral na kilusan ay nagbigay-diin na sa mga pampulitikang pakikibaka o mga aksyon sa kalsada sa kapabayaan ng mga lokal na isyu sa karapatan at kagalingan.

Sa udyok ng maling linya ng "estratehikong kontra-opensiba", ikinasa ang sektoral na kilusan para sa pagpapabagsak ng rehimeng US-Marcos na ipinagpapalagay na kasabay nito'y maibabagsak ang buong naghaharing sistema.

Ikinasa ang papaliit na baseng masa sa malalaki at masinsing pagkilos at umasa sa ispontanyong masa para rito. Dahil sa ganitong layunin ng mga pagkilos, napokus ang atensyon ng RKKI sa abanteng masa na nakapaloob sa mga saligang organisasyong masa at napabayaan ang mga nasa tradisyunal na organisasyon at alyansa. Gayundin, isinantabi ang solidong pag-oorganisa dahil ang konsepto ng konsolidasyon ay sa mga pakikibaka at pagkilos ikokonsolida ang mga aktibo sa pulitika. Pinalitan din ang hakbang-hakbang na pagbubuo ng solidong kilusang lihim na magsisilbing matibay na pundasyon ng hayag na mga organisasyon at pakikibaka ng pagbubuo ng mga PPO (pangkat ampropaganda-pang-organisa) na pangunahing nakadisenyo sa ahitasyon at propaganda para sa mga aksyon sa kalsada.

**_Napabayaan ang mga tungkulin sa pambansa-demokratikong edukasyon, pakikipag-ugnayan sa batayang masa, solidong pag-oorganisa at malawakang pampulitikang pagpupukaw sa masa sa loob ng pangkalahatang balangkas ng matagalang digmang bayan._**

Nagtuluy-tuloy ang pagpapatindi ng mga pagkilos at aksyong masa na nakatuntong sa patuloy na lumiliit na konsolidadong seksyon. Noong 1989-90, ang mga kaliweteng gasgasan ng pwersa ay mabilis ding nahulog sa balangkas ng insureksyunismo ng dating MR-RPC ng pangkating Popoy, at mabilis na nakipagtambalan sa kanang oportunismo sa usapin ng rehimeng Aquino, peace talks, constitution, at iba pa.

Halos nabura na nang tuluyan ang ugnayan ng kilusang kabataan-istudyante sa kilusan ng batayang masa. Umabot ito sa sukdulan nang magkaroon ng ilusyon na ang sektor sa sarili niya ay maaaring mapaunlad bilang isang makapangyarihang pwersa kapantay ng kilusang manggagawa at magsasaka na kayang yanigin ang estado poder o magsilbing mitsang magpapaliyab ng maiigting na pakikibaka laban sa diktadurang EU-Marcos. Kinalaunan, naging kilusan ito para sa makikitid na interes ng petiburgesya, nahiwalay sa batayang masa, nalulong sa urbanismo at isinuko ang sektor para sumuhay sa pakikibaka ng malaking burgesya.

Gayunman, nakapagpreserba ang RKKI ng sapat na pwersa na may hawak sa wastong pampulitikang linya, sapol ang MLKMZ at may kakayanang makapagkonsolida at muling

makapagpalakas at makasulong. Ang mga ito ang inasahan ng Partido sa paglulunsad ng kilusang pagwawasto at konsolidasyon ng rebolusyunaryong kilusan, partikular sa sektor ng KI.

## Pagwawasto at Pagpapanibagong Sigla

Malugod, maagap at puspusang itinataguyod ng RKKI ang ikalawang dakilang kilusang pagwawasto na pinangungunahan ng PKP. Muling nanindigan ang RKKI sa kawastuan ng teorya ng MLKMZ at sa mga batayang prinsipyo ng demokratikong rebolusyon ng bayan. Itinataguyod nito ang dalawang yugtong rebolusyon, ang pamumuno ng uring proletaryado sa pamamagitan ng Partido nito , ang matagalang digmang bayan at proletaryong internasyunalismo.

Kagyat na naglunsad ng sariling paglalagom at pagwawasto sa mga internal na paglihis at pagkakamali ng sektoral na kilusan. Mula rito wastong natukoy at muling nanindigan sa rebolusyonaryong oryentasyon ng RKKI - ang pagpukaw, pag-oorganisa at pagpapakilos sa malawak na masang KI at iugnay ang makapangyarihang kilusang ito sa mga kilusan ng batayang masa at sa loob ng balangkas ng matagalang digmang bayan. Gayundin, natukoy ang mga kagyat na tungkulin sa kilusang pagwawasto at pagpapanibagong sigla ng sektoral na kilusan.

Muling sumigla ang pag-aaral sa teorya ng MLKMZ at sa mga batayang prinsipyo ng demokratikong rebolusyon ng bayan. Malaganap at sa organisadong paraan ay pinag-aralan ang mga dokumento ng pagwawasto, ang lipunan at rebolusyong Pilipino at mga partikular na usapin gaya ng imperyalismo at malapyudalismo. May pagsigla na rin ang mga pag-aaral hinggil sa Kaisipang Mao Zedong. Gayunpaman, malaki pa ang pangangailangang palaganapin ang mga ito sa mas malawak na hanay ng sektor.

Ang panimulang pagsigla ng pag-aaral sa mga dokumento ng kilusang pagwawasto at pagbabalik aral sa mga batayang prinsipyo ay siyang naging salik para matatag at matagumpay na harapin ng mga rebolusyonaryong pwersa ang panghahati at pananabotahe ng mga galamay ng mga opurtunistang taksil sa sektor. Nang malantad ang kontrarebolusyonaryong linya nila, ang mga ito ay nagbuo ng mga pseudo-progresibong organisasyon at tuluy-tuloy na nanggulo sa ligal na demokratikong kilusan.

Muling binigyan ng pansin ng RKKI ang solidong pag-oorganisa sa hanay ng masang istudyante. Binuo ang mga pangkat pampropaganda-pang-organisa tungo sa pagbubuo ng solidong kilusang lihim sa mga kolehiyo, sa mga tradisyunal na organisasyon at mga institusyon ng masang istudyante. Nagpalapad ng saklaw ng inoorganisa at iniimpluwensyahan ang rebolusyonaryong pwersa sa MR. Nagbunga ang masikhay na pag-oorganisa ng mga ito nang muling maitayo ang organisasyon ng Partido at mga balangay ng Kabataang Makabayan sa mga mayor na paaralan sa MetroManila-Rizal na winasak ng insureksyunismo ng pangkating Popoy. Gayunman, kailangan pang ibayong magpalawak ng saklaw ng inoorganisa at impluwensya habang pinatatatag ang mga naitayo nang yunit at organisasyon ng rebolusyonaryong pwersa.

Matagumpay na nailunsad ang mga kampanyang masa hinggil sa mga tampok na isyu ng batayang masa tulad ng Oil Price Hike, VAT, at iba pa. Bukod sa ang mga ito ay inilulunsad batay sa aktwal na kakayahan ng rebolusyonaryong pwersa, mahusay na nagagamit ang mga kampanyang ito para sa propaganda-edukasyon sa malawak na masa.

## Mula sa Masa,Tungo sa Masa

Muling sumigla ang pakikipamuhay at gawain sa hanay ng batayang masa mula 1993. Daan-daang istudyante ang dumadalo sa mga selebrasyon ng anibersaryo ng Partido at Hukbo sa kanayunan, signipikanteng bilang na ang naitalaga sa gawain sa hukbo at ilampu pa ang nasa programa ng integrasyon bilang paghahanda nila sa rebolusyonaryong gawain sa kanayunan. Gayundin, tuluy-tuloy ang integrasyon ng sektor sa mga pagawaan at mga komunidad ng manggagawa at malamanggagawa. Masisigla ang mga talakayan, at pag-aaral ng mga istudyante at manggagawa. Signipikante na rin ang suporta ng mga istudyante sa mga welga ng mga manggagawa. Malaki-laking bilang na ng kadre at aktibista mula sa sektor ang naitalaga sa hanay ng mga manggagawa.

Ang mahigpit na pakikipag-ugnayan sa masang anakpawis ay makabuluhang nakaaambag sa konsolidasyon ng RKKI. Sa pamamagitan ng panlipunang pagsisiyasat at aktwal na integrasyon sa buhay ng batayang masa, napag-uugnay ng sektor ang teorya sa praktika, napapanday ang rebolusyonaryong paninindigan at naisasagawa ang pagpapanibagong hubog sa sarili.

Sa malao't madali, libu-libong kabataan pa ang bubuhos sa kanayunan, sasapi sa hukbong bayan, makikipamuhay at magsisilbi sa malawak na masa ng magsasaka. Gayundin, libu-libo ang bubuhos sa mga pagawaan at maralitang komunidad para makipamuhay at magsilbi sa masang manggagawa. Ibayong susulong ito bilang isang tunay na rebolusyonaryong kilusan. Huhugot ng rebolusyonaryong lakas ang kilusang KI mula sa pagsanib nito sa makapangyarihang lakas ng rebolusyonaryong kilusan ng masang manggagawa at magsasaka. Makabuluhang aambag ang RKKI sa alun-alon na pag-iipon ng lakas ng armadong rebolusyunaryong kilusan hanggang sa makamit ang pambansang tagumpay. ***-AB***

**REHIMENG US-RAMOS BINAYO NG MGA PROTESTA**

Pagpasok ng taon, ang rehimeng US-Ramos ay sinalubong ng militanteng protesta ng mamamayan sa pangunguna ng mga pambansa demokratikong organisasyong masa. Mariing tinutulan at nilabanan ng malawak na masa ng mamamayan ang *anti-terrorism bill, expanded value-added tax,* panibagong pagtataas ng presyo ng langis at iba pang anti-mamamayan at pro-imperyalistang imposisyon na iniraratsada ng rehimeng US-Ramos. Ang sunud-sunod na kilos protesta ay nilahukan ng libu-libong mamamayan di lamang sa Metro Manila kundi gayundin sa mga prubinsya.

Tampok sa mga kilos protesta ang mga pambansang-koordinadong martsa-rali at welgang transport noong Enero 30, at Pebrero 8 at 27 na pinangunahan ng BAYAN (Bagong Alyansang Makabayan), ang progresibong alyansa ng mga pambansa demokratikong organisasyong masa.

Noong Enero 30, pumutok ang mga demonstrasyon at welgang transport sa Metro Manila, Pangasinan, Tarlac, Pampanga, Bataan, Bulacan, Negros Occidental, Iloilo, Cagayan de Oro, at Davao. Sa pangunguna ng PRICE (People's Response to Ramos-IMF-Cartel Exploitation), mahigit 50,000 mamamayan ang lumabas sa kalsada at sumama sa mga martsa at ibang aksyong masa. Naparalisa ang transportasyon sa Iloilo. Nagbarikada naman ang mga ralista sa ilang sentro ng protesta sa Bulacan. Tinampukan naman ng lakbay-dagat ang mga protesta sa Pangasinan, at *noise barrage* ang mga kilos protesta sa Tarlac at Pampanga.

Noong Pebrero 8 at 27, ang mga welgang transport ay nagparalisa sa normal na aktibidad sa Iligan, Davao, Cagayan de Oro, Butuan, Bataan, Bulacan, Angeles at San Fernando sa Pampanga. Mga martsa-rali naman ang inilunsad sa Baguio, Cabanatuan, Tarlac, Cebu, Negros, Laguna, Batangas, Naga City at Metro Manila.

Inilunsad naman noong Enero 26 ang Network Opposed to Martial Rule (NO to Martial Rule) na nilahukan ng mahigit isang daang lider masa at prominenteng personahe upang labanan ang mga hakbangin ng rehimeng US-Ramos na patindihin at patatagin ang pasismo sa pamamamagitan ng pagpapasa ng mga mapanupil na batas at pagtatalaga ng mga dating upisyal militar sa mga susing pusisyon sa loob ng burukrasya.

Sa harap ng malawak na pagtutol di lamang ng batayang masa kundi maging ng mga panggitnang pwersa, naobliga ang rehimeng US-Ramos na pansamantalang iatras ang pagtutulak sa mga pasistang panukalang batas at magsagawa ng pag-aamyenda sa EVAT.

Ang malawak at sunud-sunod na mga aksyong masa, sa isang banda, ay nagpapakita ng isang antas ng pag-unlad sa solidong organisasyon at, sa kabilang banda, ay nagbubukas ng daan para sa higit pang pagpapalawak sa organisasyon at pagtataas ng pampulitikang kamulatan ng masa.

**MINING ACT OF 1995**

Isa na namang anti-mamamayan at pro-imperyalistang batas ang ipinasa at ipinatutupad ng rehimeng US-Ramos, ang Mining Act of 1995 (RA 7942). Ang bagong batas na ito ay magpapabilis sa pagpasok ng dayuhang monopolyo kapital para sa walang habas na eksploytasyon ng likas yaman ng bansa habang pinalalala ang krisis pang-ekonomya ng mamamayang Pilipino.

Pinahihintulutan ng bagong batas sa pagmimina ang 100% kontrol ng dayuhan sa pag-oopereyt ng mga minahan. Sa pamumuhunan na $50 milyon ay mapapahintulutan ang isang dayuhang korporasyon na umupa ng hanggang 81,000 ektarya ng lupain sa loob ng 25 taon at maaaring palawigin hanggang 50 taon. Kung maaaprubahan ang 59 aplikasyon ng mga dayuhang korporasyon para makapag-opereyt, isusuko ang soberanya sa mga dayuhang korporasyong ito sa 5.9 milyong ektarya na 20% ng buong lupain ng Pilipinas.

Bukod rito, maraming insentibo ang ibinibigay sa mga dayuhang kapitalista: limang taon na libre sa pagbubuwis na maaaring palawigin sa sampung taon, 100% pagluluwas ng tubo at kapital eksemsyon sa buwis sa pamumuhunan, at buong layang operasyon sa saklaw na konsesyon kabilang ang karapatan sa iba pang likas na yaman tulad ng kahuyan at mga ilog.

Bubuksan ng batas na ito ang malawakang pagkasira ng kapaligiran ng ating bayan at pagpapalikas sa mamamayang naninirahan sa mga kabundukan kabilang ang mga pambansang minorya. Kaugnay nito, lumalakas ang pagtutol ng mamamayan partikular sa Kordilyera at sa Mindanao na sa nakaraan ay dumanas na ng mapait na karanasan bunga ng walang habas na operasyon ng malalaking korporasyong dayuhan at kumprador sa pagmimina at pagtotroso.

**PANUNUPIL SA MANGGAGAWA, TUMITINDI**

Kapansin-pansin noong 1995 ang pagtindi ng pasistang panunupil laban sa mga manggagawa. Ang Center for Trade Union Rights (CTUHR) ay nakapagtala ng 107 dokumentadong mga kaso ng paglabag sa karapatan ng mga manggagawa na bumiktima sa 7,663 manggagawa.

Ang mga kaso ay kinabibilangan ng anim na pagpaslang, pitong pagtatangkang pamamaslang, 11 iligal na detensyon, 39 na pisikal na pandarahas at 44 na kaso ng grabeng pagbabanta ng karahasan. Tampok sa mga kasong ito ang pagpaslang kay Rufo Giray, ang presidente ng unyon sa Worldwide Paper Mills, at kay Rodolfo Bello, ang bise presidente ng unyon sa Foremost Farms.

Dagdag na patong ito sa kahirapang dulot ng mga batas at patakarang anti-manggagawa ng reaksyunaryong rehimen. Mahigit anim na milyon ang walang trabaho sa kabuuang 29 milyong pwersa sa paggawa. Inaatake naman ang seguridad sa trabaho ng mga manggagawa ng malawakang pagpapatupad ngayon ng l*abor-only contracting* na pinahihintulutan ng rehimeng US-Ramos upang mang-engganyo ang dayuhang pamumuhunan. Ayon na mismo sa DOLE, sa panahong 1988-1990 ay 40.5% ng mga empresa sa Pilipinas ay umupa ng mga manggagawang temporaryo o kaswal. Dalawampung porsyento sa mga empresa ang nagpapasa ng trabaho sa mga subkontraktor upang maikutan ang pagpapatupad ng mga pamantayan sa paggawa (labor standards) sa pasahod at ibang benepisyong nauukol sa mga manggagawa.

Dahil sa kahirapan at paglabag sa karapatan na dinaranas ng mga manggagawa, lumalakas ang kanilang pagtutol at paglaban. Noong 1995 tumaas ng 71% ang bilang ng manggagawang lumahok sa mga aksyong masa sa pabrika tulad ng welga.

# Ilang "Pagbabago" sa Estratehiya ng Imperyalismong US

Sa pagbubukas ng pulong ng US-Philippine Mutual Defense Board noong Nobyembre 1992, ipinahayag ni Admiral Charles Larson, kumander ng pwersang US sa Pasipiko, na:

*"Nagbukang-liwayway na ang isang bagong panahon. Ang Cold War ay natapos na...Ang hamon ngayon ay ang pangrehiyong istabilidad. Anumang pangyayari na nagbabantang makapigil sa daloy ng mga ideya, kapital, rekurso at kalakal, haharapin natin ang mga pangrehiyong hamong ito ng mga pangrehiyong solusyon."*

Ang *Cold War* ay ribalan sa pagitan ng dalawang superpawer, ang imperyalismong US at ang sosyal-imperyalismong Sobyet ("sosyalismo sa salita, imperyalismo sa gawa"), para sa pandaigdigang hegemonya. Bilang bahagi ng istratehiya nitong pigilin ang sosyal-imperyalismong Sobyet, ang US ay nagtatag ng mahabang hanay ng mga base militar upang paligiran ang Unyong Sobyet simula sa Korea at Japan, sa Pilipinas at Australia hanggang Turkey, Italy, Spain , Portugal, Germany, England at Iceland. Nagtalaga ito ng mahigit 300,000 tropang US sa mga base militar sa Europa upang magtanggol diumano laban sa itinambol ng mga propagandistang US na malawakang pananalakay ng Unyong Sobyet sa Kanlurang Europa. Pinatatag ng imperyalismong US ang kanyang anti-Sobyet na alyansang militar sa iba pang imperyalistang kapangyarihan sa Europa sa pamamagitan ng NATO (North Atlantic Treaty Organization). Sa Asya at sa Pasipiko, itinayo nito ang SEATO (Southeast Asia Treaty Organization), at ang ANZUS kasama ang Australia at New Zealand.

Ang pagkalusaw ng dating Unyong Sobyet ang tumapos sa *Cold War* at nag-iwan sa US bilang nag-iisang superpawer militar. Ngunit kahit wala na ang pinanga-ngambahang banta ng Sobyet at mga komunista para bigyang katwiran ang pagtatalaga ng malalaking pwersa at armamento sa ibayong dagat, pinanatili ng US ang mahigit sa 100 mayor na base militar sa 16 na bansa. Sa Pasipiko lamang, mayroon itong nakatalagang 135,000 tropa sa ibayong dagat. At kahit nabuwag ang Warsaw Pact nang magsibagsakan ang mga rebisyunistang rehimen sa Silangang Europa at Unyong Sobyet, pinanatili ng mga imperyalistang bayan ng Kanluran ang NATO para sa panghihimasok sa mga rehiyunal na gera tulad ng sa Bosnia-Herzegovina at sa Gitnang Silangan.

Batay sa mga pahayag ng matataas na upisyal ng US, ang bagong banta sa kapakanan ng US ngayon ay nasa Ikatlong Daigdig na. Noong panahon ng *Cold War,* ang pangunahing target ay ang Unyong Sobyet. Ang pumapangalawang target ay ang mga kilusang mapagpalaya at pamahalaang anti-imperyalista sa Ikatlong Daigdig na sinusuportahan ng Unyon Sobyet sa pakikipagribalan nito sa US. Ito na ngayon ang pangunahing target ng US at bago nitong tampulan ng sisi. Isang Marine Corps Commandant ang naiulat na nagsabi: "Sa mga rehiyon na ng Ikatlong Daigdig naroroon ang ating mahahalagang interes, ang tinatawag na *arena* ng *low intensity conflict* (LIC), kung saan malamang tayong italaga sa mga susunod na dekada."

Ipinakita ng US sa atin ang kahulugan ng pagpihit na ito ng pokus sa mga lantad nitong agresyong militar sa Grenada, Panama, Iraq, Libya at Somalia sa huling bahagi ng dekada '80 at pagpasok ng dekada '90.

Nababahala at matamang sinusubaybayan ng US ang itinuturing nitong malamang na pagmulan ng pagsiklab ng gera: ang Gitnang Silangan at ang Peninsula ng Korea. May mahahalagang interes ang US sa mga rehiyong ito. Sa una ay naroon ang pinakamalaking pinanggagalingan ng istratehikong produktong langis. Kung sumiklab naman ang digmaan sa peninsulang Korea, idede-istabilisa nito ang sitwasyon sa kabuuan ng Asya, ang itinuturing na rehiyong may "pinakadinamikong" ekonomya sa daigdig ngayon at itinuturing ng imperyalismong US na bahagi ng kanyang bakuran.

May dahilan para mag-alala ang imperyalismong US hinggil sa ikatlong daigdig. Ang walang habas na pang-aapi at pagsasamantala sa mga neokolonya ng mga imperyalistang bayan ay tuluy-tuloy na lumilikha ng mga kundisyon para sa paglitaw at paglago ng mga anti-imperyalista at rebolusyonaryong kilusan sa mga bayang ito.

### Mula "Base" Tungong "Access"

Subalit may tatlong pangunahing problemang kinakaharap ang US sa kanyang dating estratehiya



ng pagmamantini ng mga base militar at maramihang pagpakat ng mga tropang Amerikano sa ibayong dagat: ang pagtatapos ng *Cold War*, ang pagsibol ng nasyunalismo at pagigiit ng kasarinlan ng mamamayan sa mga neokolonya, at ang malaking taunang depisit sa badyet nito. Ang mga salik na ito ang naging dahilan upang ang imperyalismong US ay magbago tungo sa pakikipag-areglo para sa "access" sa halip na magtayo ng mga bagong base militar sa ibang lupain.

Ngayong wala na ang tinatawag na "bantang Sobyet" naging higit na mahirap para sa imperyalismong US na bigyang katwiran sa mata ng daigdig at sa sarili nitong mamamayan ang maramihang pagpapadala ng tropa sa ibayong dagat. Nakagawa na ito ng mayor na pagbabawas ng tropa sa Europa, ngunit maliit na pagbabawas lamang sa Asya-Pasipiko, kung saan sang-ayon sa isang dokumento ng Pentagon ay "dapat panatilihin ng US ang istatus nito bilang nangungunang kapangyarihang militar, tumatayong pambalanseng pwersa at pumipigil sa paglitaw ng 'power vaccum' sa rehiyon."

Pangalawa, ang pagsibol ng nasyunalismo sa mga bayang may nakatayong base militar ng US at ang paggigiit ng mga ito ng soberanya ay nagdulot ng pagiging di-katanggap-tanggap ng pagpapanatili at lalupa ng pagtatayo ng mga bagong base. Ang malinaw na halimbawa ay ang pagpapalayas sa dalawang malalaking base nito sa Subic at sa Clark bilang resulta ng makapangyarihang presyur na nalikha ng anti-imperyalista at antibaseng kilusang masa. Ang paggigiit rin ng nasyunalismo ang pumilit sa US na iwanan ang mga base militar nito sa Libya, Espanya at Gresya.

Pangatlo, ang malaking depisit nito sa badyet ay naging pampulitika at pang-ekonomya na ring sagabal, na nagpapahirap sa pagbibigay ng katwiran sa magastos na pagpapanatili ng mga base militar sa mamamayang Amerikano. Dahil bukod sa mataas na halaga ng pagpapanatili ng malaking bilang ng tropa sa ibayong dagat, ang mga kasunduan sa base militar ay karaniwang may kasamang malakihang pagbibigay ng ayuda sa mga bayang kinalalagyan nito.

Napwersa ang imperyalismong US na humanap ng solusyon sa kanyang alanganing kalagayan. Medyo binawasan ang nakapakat na tropa nito laluna sa Europa at bumaling sa pakikipagkasundo para sa "*access*" sa mga umano'y kaibigang bansa. Ang mga kasunduaan sa "*access*" ay nagpapahintulot sa US na magamit ang mga pasilidad ng ibang bayan para sa mga pakikialam nito sa ibayong dagat. Maaaring ito ay lantay na karapatang lumunsad o dumaong lamang para sa mga eroplano at barkong pandigma gaya ng sa Israel at Ehipto, kung saan ang lokal na gubyerno ang may kontrol sa mga pasilidad at ang US ay pinapayagan lamang magpakarga ng panggatong, muling magsuplay, at iba pa. O dili kaya ang tipong kasunduan nito sa Singapore kung saan ang US ay may aabot sa 200 tauhang militar na nakahimpil sa Singapore bilang yunit sa lohistika subalit ang mga pasilidad ng base ay pag-aari ng kinatatayuang bansa.

Ang dating Kalihim ng Depensa ng US na si Dick Cheney, sa kanyang pagbisita sa Singapore noong Abril 1992, ay nagbigay ng paglilinaw ng pakahulugan ng US sa katagang "access". Ayon sa kanya:

*"Ang base ay isang uri ng pasilidad na mayroon tayo sa Pearl Harbor...o sa Subic sa Pilipinas, kung saan may mga tauhang US na nakatalaga sa isang tiyak na teritoryo na nakapailalim sa ating kontrol. Iyan ang base.*

*Ang ipinakipagkasundo sa Singapore ay hindi isang base. Ito ay isang kasunduan sa "access" na nagpapahintulot sa atin na dumaong at gumamit, sa pana-panahon, sa mga pasilidad doon."*

Sa pamamagitan ng kasunduan sa "*access*" inaakala ng US na mapagkakaitan ng litaw na target ang mga grupong antibase at antiimperyalista . Nakita rin ng imperyalismong US na ang kasunduan sa "*access*" ay higit na mura kaysa sa pagmamantini ng mga base militar. Sa pinansya at sa pulitika, ang kasunduan sa "*access*" ay higit na mababa ang gastos para sa imperyalismong US. Sa kabilang banda, walang gaanong nawala sa imperyalismong US sa kakayahan nitong maglunsad ng mga abenturang militar sa ibayong dagat.

Ang US ay ibayong nagsisikap na mapanatiling lihim ang mga pakikipagnegosasyon nito para sa "a*ccess*." Nais nilang iwasan ang anumang pampublikong debate hinggil dito upang malibre sa anumang di-paborableng opinyon at mga pagtutol ng publiko. Katunayan, itinuturing ng US na lihim na impormasyon ang mga kasunduan nito sa "*access*" at ang talaan ng mga ito ay mga sekretong mahigpit na binabantayan.

Ang US ay mayroon na ngayong dalawang anyo ng lunsarang militar, ang mga base militar at mga *"access agreements."* Ang isang base militar ng US sa dayong lupain ay kontrolado at pinatatakbo ng militar ng US at sinasamahan ng permanenteng pagtatalaga ng malaking bilang ng mga tauhang militar ng US. Ang "*access agreements*" ay nagbibigay sa United States ng karapatang gumamit sa mga base at mga pasilidad ng kinatatayuang bayan sa pamamagitan ng kaunti o walang pirmihang nakaistasyong tropa.

Dahil sa bahagyang pagbawas sa pirmihang nakaistasyong tropa nito, kailangang paunlarin ng US ang teknika at teknolohiya nito para sa mabilis na pagpapakat ng pwersa mula sa mga base sa US at sa ibang lugar. Kailangan nitong magkaroon ng higit na makilos na pwersa, pinalakas na kakayahan sa panghimpapawid at pandagat na transportasyon at paunang pagpupusisyon ng mga suplay at kagamitan sa mga istratehikong erya sa buong daigdig.

May mga mapagkakatiwalaang ulat na ang US ay nagmamantini ng reserbang limang dibisyon ng Army na nasasandatahan ng magagaang mga armas, at tatlong dibisyon ng Marines na palaging nakahanda na kumilos at agarang tumulak sa

magugulong lugar saan mang panig ng mundo. Napaulat din na ang US ay nasa proseso ng pagpapaunlad ng bagong uri ng maliliit na sandatang nukleyar para gamitin sa Ikatlong Daigdig. Kaugnay nito, isang Heneral Lee Butler at kanyang istap sa Strategic Command ng US ang pinaniniwalang nasa proseso ng "pagbubuo at pagsubok ng mga modelo ng kompyuter na magbibigay kay Pres. Clinton ng kakayahang itutok ang mga sandatang nukleyar sa mga bansa ng Ikatlong Daigdig na nagbabanta sa interes ng US at mga kaalyado nito."

Ang imperyalismong US ay nakapagsagawa ng mga "adjustment" upang umayon ito sa nagbagong mga kundisyon pagkatapos ng *Cold War.* Subalit di nagbabago ang dating layunin: paghahari sa daigdig at patuloy na pang-aapi at pagsasamantala laluna sa mga neokolonya ng Ikatlong Daigdig.

## Ang Arenang Asya-Pasipiko

Bahagi ng ibinunga ng sobrang gastos sa militar habang ginagampanan ang papel nito bilang umano'y "pulis para sa Malayang Daigdig," ang US ay dumanas ng pagbagsak ng kabuhayan. Ang dominanteng pusisyon nito sa ekonomya, na natamo pagkaraan ng Ikalawang Digmaang Pandaigdig, ay nahaharap sa hamon nitong nakaraang ilang taon mula Germany at Japan. Mulat sa ganitong katotohanan, ang US ay naglunsad ng kampanya upang makabawi. At tiyakan nitong ginagamit ang istatus bilang nag-iisang superpawer militar upang ito ay matamo.

Sa loob ng eryang Asya-Pasipiko, hinaharap ng US ang Japan bilang pangunahing karibal sa ekonomya. Dalawang-katlo ng kabuuang eksport ng US ay napupunta sa rehiyong ito. Sa harap ng determinasyon ng US na muling makamit ang nangungunang pusisyon sa kapitalistang daigdig na unti-unting natapyas sa nakaraang mga taon, sumibol ang mainit na labanan sa kalakalan sa pagitan ng US at Japan.

Itinatag ng imperyalismong US ang NAFTA (North American Free Trade Area) at pinatatag ang baseng rehiyon nito para sa agresibong kampanya ng pagbawi ng nangungunang pusisyon sa ekonomya. Pinangunahan din nito ang pagtatatag ng APEC (Asia-Pacific Economic Cooperation) na kinapapalooban ng maraming bansa sa paligid ng Pasipiko, mula sa Australia at Silangang Asya, patungong Hilaga at Timog Amerika. Sa pamamagitan ng ganitong maniobra, naunahan at naudlot ng US ang Japan sa tangkang pagtatayo nito ng EAGA (East Asian Growth Area).

Ginagamit ng US ang pangingibabaw sa militar sa eryang Asya-Pasipiko sa bentahe nito sa pakikitungo sa mga bayang Asyano at sa pakikipagribalan sa Japan.

Isang mataas na upisyal ng Pentagon ang napaulat na nagpaliwanag sa isang manunulat ng New York Times kung bakit ang paibayong-dagat o *forward deployment* ay "mabuti para sa pagnenegosyo":

"Pinangangalagaan natin ang mga bayang iyon at iyon ay utang nila sa atin. Huwag isiping hindi ito lilitaw sa ating mga negosasyon sa kalakalan. Nagbibigay ito sa atin ng malakas na panlyabe. Alam ng mga Hapones na pinangangalagaan natin ang pamumuhunan nila sa Korea, Taiwan at sa buong Asya, at iyon ay malinaw sa kanila kapag humihingi tayo sa kanila ng pera. Sa loob ng maraming mga taon mayroon tayong pakikipag-unawaan sa Taiwan na kung ang tawad ng isang kumpanyang Amerikano ay pumasok sa loob ng 10% ng tawad ng mga Hapones, makukuha natin ang mga kontrata. Sasabihin nila sa atin. Ang sa mga 'Hapones ay mas mahusay, pero ipinagtatanggol n'yo naman kami.'"

Subalit dahil sa ang tuntunin sa relasyon sa pagitan ng mga imperyalistang kapangyarihan ay labanan at sabwatan, ang imperyalismong Amerikano at Hapones ay nakabuo ng tahimik na kasunduan upang mapangibabawan at pagsamantalahan ang mga neokolonya sa erya ng Asya-Pasipiko na ang Japan ang gumaganap sa papel ng nakababatang kabakas.

Nasa pareho nilang interes na siguruhin ang "pangrehiyong istabilidad" at sa gayo'y mapanatiling ligtas ang kanilang pamumuhunan sa rehiyon. At sa ganitong batayan, ang Japan, na prinsipal na kaaway ng US sa Ikalawang Digmaang Pandaigdig, ay naging pinakamahalaga nitong kaalyado sa Asya. Ang alyansa ng US at Japan ang naging susing salalayan ng istratehiyang panseguridad ng US sa Asya-Pasipiko.

Ang US Pacific Command ay may kontrol sa 200 barkong pandigma, 2,000 eroplano, at 300,000 tropa. Ang 135,000 dito ay nasa "forward deployment" sa Timog Korea, Japan at nasa dagat. Ang Seventh Fleet naman na may punong himpilan sa Yokosuka, Japan ang may kumand sa lahat ng barkong pandigma ng US sa Sea of Japan, Indian Ocean at bahagi ng Pacific Ocean.

Mayroong 120 pasilidad militar ang US sa Japan na nagsisilbing pang-unang base para sa mga submarino, barko at mga eroplanong pambomba. Ang pinakaimportante sa mga ito ay ang pasilidad ng US Marines sa Okinawa. Ang mga pwersang nakatalaga sa mga barkong pandigma na pandagat at pangkati sa Okinawa ang nagsisilbing makilos na pwersang pantugon na pwedeng pakilusin nang mabilisan saan mang may tingin ang US na nanganganib ang kanyang interes.

Ang pasulong na deployment ng mga tropang US ay tiyakang hindi lamang para sa depensa ngunit higit pa para sa mga operasyong opensibo. Sang-ayon sa Kumandante ng buong kwerpo ng US Marines, ang paglipat ng US Marines mula sa Okinawa patungong Hawaii ay "mangangahulugan na ang ating oras ng pagtugon para sa 'sapilitang pagpasok' ay mararagdagan ng mga araw at maaari pang mga linggo..." at ang mga pwersang ito ay istratehikong nakapwesto upang "magsagawa ng nakabase sa

# Rodolfo Aguinaldo: Buwitre ng Cagayan



Sa mga gumawa ng pelikula ng kanyang buhay, siya'y dakila at bayani, "ang agila ng Cagayan." Ngunit ang mga higit na nakakikilala sa kanya ay may ibang taguri sa kanya: "demonyo," "ulol," "ang buwitre ng Cagayan."

Ang buhay ni Rodolfo Aguinaldo ay isang madugong landas ng maramihang pamamaslang, mga panggagahasa, pagpapahirap, pandurukot, pwersahang pagpapalikas, panggigipit, at iba pa. Bilang gobernador ng Cagayan, siya ay tiwali at kurakot: kabilang sa kanyang mga pinagkakakitaan ang bawal na gamot at iligal na rekrutment, ismagling, iligal na pagtotroso, pangingikil, malbersasyon at iba pang anyo ng katiwalian.

Si Aguinaldo ay nagtapos sa Philippine Military Academy noong 1971. Una siyang nakilala sa pagiging kilabot noong siya ay isa pa lang batang tinyente na nakatalaga sa 5th Constabulary Security Unit (5th CSU).

Ang pagbanggit lamang sa katagang "CSU" ay sapat upang magsindi ng takot at poot sa sinumang bilanggong pulitikal noong dekada '70. Ito ay nangangahulugan ng pamamaslang o matinding tortyur. Para sa mga kababaihang bilanggo, ito'y madalas mangahulugan ng panggagahasa at iba pang anyo ng abusong sekswal.

Iniinsulto pa ni Aguinaldo ang mga bilanggong lalaki sa pamamagitan ng pangangako ng paglaya kung ang kanilang asawa, kapatid o anak na babae ay makikipagtalik sa kanya.

Isa siya sa "triple-A torturers" ng CSU (sina Aguinaldo, Rolando Abadilla at Miguel Aure na mga ispesyalista sa tortyur ay may apelyidong pawang nagsisimula sa "A").

Kabilang sa mga biktima ng kabuhungan ni Aguinaldo ay sina Puri Pedro (ginahasa at pinatay ); Edgar Jopson Jr. (ikinulong at pinahirapan ); Dr. Juan Escandor at Venerando Villacillo (dinukot, pinahirapan at pinaslang noong 1983 at 1985).

Ang nangungunang tagatortyur ng rehimeng Marcos ay nagpakahusay sa kanyang abilidad noong siya ay papag-aralin sa pakikidigmang sikolohikal sa "Koumintang Political Warfare Cadres Academy," isang institusyon sa Taiwan na pinatatakbo ng Central Intelligence Agency (CIA).

### Kilabot na Maton

Si Aguinaldo ay hinirang na PC intelligence officer sa Recom 2 noong 1982 at naitalagang "project officer" para sa Cagayan. Ang "special project" ng AFP para sa lalawigan ay binubuo ng dalawang magkasunod na kampanyang pagkubkob at pagsupil; *Oplan Stardust* noong 1982 at ang *Oplan North Star* noong 1983. Simula 1984 pataas, ginamit ni Aguinaldo ang kanyang kasanayan sa psywar.

Iniutos niya ang sapilitang pagpapalikas ng 50,000 mamamayan sa isang malawakang opersyong pangkait base. Ang masa sa mga interyor na komunidad ng Rizal at Allacapan sa Cagayan, at

---

***Ilang "Pagbabago"...mula p.13***

dagat na kontra-insurhensyang hakbangin sa Pilipinas."

Bagama't ang konsitusyon ng Japan pagkatapos ng WWII ay naglilimita sa badyet militar nito sa 1% ng GNP, nagawa nitong makapagtayo ng isang malaking sandatahang lakas. Ito ay naganap sa udyok ng imperyalismong US. Dahil sang-ayon sa isang dokumento ng US Department of Defense noong 1993, "ang depensibong kakayahan ng Japan sa Hilagang Pasipiko, na madaragdagan ng makilos na opensiba ng US, ay nagpapahintulot sa mga pwersang US na makakilos nang higit na pleksible sa buong Asya-Pasipiko/Indian Ocean sa interes ng US, Japan at iba pang bayang Asyano."

Ang mga Hapones, na napipigilang magpadala ng mga pwersang pangkombat sa ibayong dagat dahilan sa pangkasaysayang kasalanan nito, ay pinuwersa ng US para siyang gumastos sa mga pakikipagsapalarang militar ng huli sa ibayong dagat. Ang Japan ay nagbigay ng malaking kontribusyon para tustusan ang walang pangiming pakikialam ng US sa Digmaan sa Gulpo. Ang mga Hapones din ay nagbabayad ng aabot sa US$4 bilyon bawat taon upang sagutan ang gastos ng 46,000 tropang Amerikano sa Japan. ***-AB***

Pudtol, Flora at Luna sa kalapit-lalawigan ng Kalinga-Apayao ay tinipon sa mga istratehikong hamlet.

Sa kanyang utos, ang mga tropa ng 17th IB-PA at ng 51st PC Ranger Battalion ay namaslang ng ilampung mga sibilyang pinaghihinalaang tagasuporta ng kilusang rebolusyonaryo. Sa panahong iyon, 47 katao ang pinaslang sa bayan ng Lasam lamang.

Ang iba ay binugbog nang matindi sa pamamagitan ng dos por dos na pamalong kahoy. Marami ang namatay mula sa tinamong pinsala, nangapilayan at nangasiraan ng bait. Ang mga dalagang aktibista na hinuli ng mga tropa ni Aguinaldo ay pinaggagahasa.

Noong 1984, sinimulan ni Aguinaldo ang karumal-dumal na gawaing pandurukot ng mga anak ng mga gerilyang NPA upang pilitin ang mga magulang ng mga ito na umalis sa kilusan. Ilan sa mga batang ito ay namatay habang nasa kanyang pananagutan samantalang ang iba ay nagkaproblema sa utak dahilan sa nakatatakot na mga karanasan. Karamihan sa mga biktima ay hindi na naisauli sa kanilang mga kamag-anak.

Para sa kanyang mga serbisyo sa diktador, Si Aguinaldo ay naitaas sa pagiging major.

### "Mister 10 Percent"

Si Aguinaldo ay nangalap ng datos sa paniktik hindi lamang para sa layuning kontrarebolusyonaryo, kundi para sa sariling pagpapayaman. Ginamit niya ang bawat piraso ng impormasyon hinggil sa mga negosyanteng Cagayano upang ipamblakmeyl sa mga ito para kikilan ng bahagi ng kanilang mga tubo.

Hindi nagtagal at nakadut-dot na ang kanyang maruruming kamay sa bawat tinapay. Kinikilan niya hindi lamang ang mayayamang mamumuhunan, kapitalista ng *jueteng* at malalaking magtotroso. Maging ang maliliit na mangangalakal ay biktima ng nakaugalian na niyang pangingikil. Napakalaganap ng kanyang katakawan kung kayat tinawag siyang “Mr. 10 percent” ng kanyang mga biktima.

Ang tanging negosyo sa Cagayan na libre sa pangingikil ni Aguinaldo ay ang Veterans Woodworks Industries, na kontrolado ni Marcos at ng kanyang malapit na alyadong si Fabian Ver.

Noong 1986, ginantimpalaan ng rehimeng Aquino si Aguinaldo sa paglahok nito sa rebelyong militar na nakatulong sa pagpapatalsik sa diktadurang Marcos. Siya ay ginawang tinyente koronel at hinirang na panlalawigang kumander ng Cagayan.

Sinamantala nang todo ni Aguinaldo ang kanyang bagong pusisyon. Kasama ng dating puno ng PC sa Cagayan na si Koronel Tirso Gador na (inilipat sa Cavite), binuo niya ang tinawag na ISLACABA (Isabela, Cagayan, Cavite, Batangas) Jueteng Connection. Dito niya nakahalubilo ang meyor ng Calauan na si Antonio Sanchez, ang isa sa mga hari ng hweting sa Laguna.

Bilang panlalawigang kumander ng Cagayan, pinalawak at pinatatag ni Aguinaldo ang mga yunit ng CAFGU at CVO sa buong probinsya. Binuo din niya ang tinaguriang “Cagayan 100,” isang pribadong hukbong kinapapalooban ng mga nagsisukong dating NPA at mga myembro ng tribung Aggay na nirekrut mula sa Gattaran at Baggao.

Pinakawalan ni Aguinaldo ang mga yunit na ito upang makatulong sa regular na mga tropa sa pananakot sa mga Cagayano. Sa ilalim ng kanyang kumand, nagpatuloy ang pagsasagawa ng maramihang pang-aaresto, panonortyur at pananalbeyds.

Higit pa rito, ang mga pwersang CAFGU at ang kanyang mga maton sa “Cagayan 100” ang nangalaga sa seguridad ng malalaking konsesyon sa pagtotroso na pinanggagalingan ng malaking kita ni Aguinaldo.

Noong 1987, nagkamaling pumanig si Aguinaldo sa paksyon ng AFP na naglunsad ng kudeta laban sa gubyernong Aquino. Ginamit niya ang CAFGU, ang CVO at ang “Cagayan 100” sa ilalim ng kanyang kumand bilang kanyang mga mersenaryo. Nang mabigo ang kudeta, Si Aguinaldo ay sinibak sa pagiging kumander panlalawigan ng Cagayan.

Hindi na maka-aasa ng promosyon sa ilalim ng guyernong Aquino, ginawa niya ang kanyang kasunod na pinakamahusay na magagawa: tumakbo siya para gobernador sa eleksyon noong 1987.

Sa panahon ng botohan, ginamit niya ang kanyang impluwensya bilang dating militar. Pinahimpil niya ang kanyang mga *armored personnel carriers* sa malapit sa mga presinto na nasa mga distrito at bayan ng kanyang kalaban. Ang mga botante ay tinakot at sinuhulan ng mga bata ni Aguinaldo na nakatutok ang mga baril na may P100 papel na nakakabit sa kanyon ng mga ito.

Ang kampanya ni Aguinaldo ay tinustusan sa kalakhan ng mga Koumintang, na kanyang tuwirang nilapitan para sa isang kasunduan. Kapalit ng malaking halagang kanyang tinanggap, hinayaan ni Aguinaldo ang mga Taiwanese na malayang makapasok sa Cagayan at magsagawa ng iligal na pangingisda, iligal na rekrutment at pagpupuslit.

Sapol nang maluklok sa poder, trinato ni Aguinaldo na kanyang sarili ang tesorerya ng lalawigan at ang iba pang pag-aari ng pamahalaang panlalawigan.

Kaakibat ng pamimili sa mga primera klaseng lupain sa pamamagitan ng perang galing sa *jueteng*, ginamit ni Aguinaldo ang mga kagamitan at matiryales panggusali ng gubyerno para itayo at imantini ang *Oasis*, isang mamahaling risort.

May mga kaso sa katiwalian na isinampa laban sa kanya subalit walang nagyari sa mga ito.

Ang pagpapatuloy ng katampalasanan ni Aguinaldo nang hindi napaparusahan ay hindi katakataka. Ito ang kanyang gantimpala para sa kanyang buhay na mulat niyang ginugol sa pagsisilbi sa isang sistemang ganap na di makatao at bulok hanggang sa kaibuturan.

Si Aguinaldo ay magagawaran ng hustisya sa hinaharap ng ibang hukuman — isang hukumang bayan. Kahit pagkatapos na siya ay mawala, siya’y maaala-ala habang isinusumpa bilang isang “demonyo,” “ulol,” ang “bwitre ng Cagayan.” ***-AB***